


PAG-USAPAN

Chief Patron
Mohammad Ismail Al-Ansari
Editor
Ahmad Yusuf Abaya
Columnists:
Joselito Tabing
Joshua Barbas
uaya
Abdul Qadir Laja
Ust. Abubaidah Salud Satol
Ust. Marouf Baraguir Ali
Ust. Wahibie Tamama
Mailyn Rodriguez
Usta. Pahima Guiabal
Usta. Halima Mantawil

Review and Approval Committee
Ust. Marouf Baraguir Ali
Ust. Muslimin Palami Bhiruar
Bro. Muhammad F. Sumaway
Bro. Ahmad Yusuf Abaya
Usta. Halima Mantawil

Designer
Nader Bellal
PUBLISHED BY
KPCCCenter
Farwaniya, Block 1
Street 74 corner Street 72
Building 12
Phone (965) 24712574
Fax (965) 24712574 (102)
Hotline: 97802777
www.kpccenter.com
www.pagusapan.com

Khalid Abdullah Al-Sabea
General Director
Shk. Abdulhadie Gumander
Executive Director
Ust. Marouf Baraguir Ali
Assistant Executive Director
Men Section
Usta. Halima Mantawil
Assistant Executive Director
Women Section

IPC





*Ang Pag-usapan Po Natin! Filipino Magazine ay ang monthly publication ng KPCCenter. Ang Kuwait Philippine Cultural Center ay isang kalipunan, isang kongregasyon, at isang center kung saan nagtatagpo ang mga layunin para sa kaunlaran sa pamamagitan ng pakikipag-ugnayan sa mga Filipino sa Kuwait, ano man ang kanilang relihiyon, tribo, at kasarian. Ang layunin nito ay upang makapagtatag ng isang sentrong pangkultura at pang-edukasyon upang tangkilikin ang lahat ng maiinam na kultura at mga anyo ng edukasyon. Ang KPCCenter ay bumabatay sa mga katuruan, mga kahalagahan, at mga kaugaliang pang-Islam. Ito rin ay nakikipagkasundo, at lahat ng mga gawain nito ay sa pamamaraang tuwiran at katamtamang pakikitungo, na nag-aanyaya sa lahat ng mga relihiyon at mga sektor upang sama-samang makapagtatag ng bukas na mga talakayan tungkol sa lahat ng aspeto ng pamumuhay.*

*Ang mga nilalaman, pananaw at mga opinyong nailathala sa magazine na ito ay di kailangang kumatawan ng KPCCenter, kahit pa ito ay isinulat ng isang empleyado nito. Ang lahat ng pagsisikap ay ginagawa upang maiwasan ang pagkakamali sa mga impormasyong nilalalaman ng mga artikulo, ngunit, walang pananagutan kahitanumanangmaaaringipagpalagay sa magazine na ito o sa tagapaglathala nito, ang KPCCenter.*

*Para sa mga komento at mga katanungan, magpadala ng e-mail sa:*

pagusapan@gmail.com

# ANONG MERON SA BUWAN NG SETYEMBRE

*Ang* **Setyembre o Septyembre** *ang ika-9 na buwan sa Talaaraw ng Gregorian. May 30 araw ang naturang buwan. Nahango ang pangalang Septyembre mula sa salitang Lating septem, na nangangahulugang pito. Samakatuwid sa Talaaraw ng Roman, ang Setyembre nga ang ika-pitong buwan ng taon (Marso bilang unang buwan), ngunit tumagal lang ito bilang ika-7 hanggang taon 153 AD, nang binago ng mga Romano ang kanilang kalendaryo at ginawang pang- unang buwan ang Enero.*

**Eid ul-Fitr**. *Setyembre 11, 12, 13. Ang Eid ul-Fitr (o Hari Raya Puasa) ay isang kapistahang Muslim na palatandaan ng katapusan ng Ramadan. Pinagdiriwang ito pagkalipas ng katapusan ng buwan ng Ramadan, sa unang araw ng Shawwal. Tumatagal ang selebrasyon ng Eid al-Fitr ng tatlong araw. Inaatasan ng Qur'an ang mga Muslim na buuin o kumpletuhin ang kanilang pag-aayuno sa huling araw ng Ramadan at bigkasin ang Takbir (Alahu Akhbar, ang Allah ay Dakila) sa buong panahon ng Eid.*

*Ang* **Pista ng Peñafrancia** *ay nagsisimula tuwing ikatlong Sabado ng Setyembre sa lalawigan ng Naga, Bikol. Ang festival ay ang pinakamalaking pista ng Marian sa buong bansa. Tinagurian din itong isa sa mga nangungunang festival ng pinagsamang relihiyon, kultura at tradisyon sa siyam na araw na pagdiriwang. Kasama sa selebrasyong ito ang mga parada, iba't ibang isports, trade fairs at pagtatanghal, karera ng mga bangka, tanghalang pangkultura, timpalak pangkagandahan, at iba pang mga nakakasiglang kumpetisyon.*

*Ipinagdiriwang ang* **Araw ng Siquijor** *tuwing ikalawang linggo ng Setyembre upang alalahanin ang pagkakabuo ng siyudad ng Siquijor. Binubuo ito ng isang linggong mga gawain tulad ng mga parada, kalakalan, paligsahan sa iba't ibang uri ng palakasan, mga presentasyon hinggil sa pangkultura na ipinapalabas ng mga mag-aaral mula sa iba't ibang paaralan, at pagpapakita ng iba't ibang pagpipista ng mga bayan. Itinuturing ang Araw ng Siquijor bilang "festival of all festivals" sapagkat dito itinatampok ang iba't ibang kasayahan mula sa anim na munisipalidad. Layunin din ng selebrasyong ito na pagyamanin ang kanilang kultura, patatagin ang pagtutulungan, pakikipag-kapwa at pagkakaintindihan ng bawat Siquijodnon na marahil ay isang malaking hakbang upang maitaas ang turismo ng nasabing lalawigan.*

**Kamatayan**
*Setyembre 21, 1989, namatay si Ferdinand Emmanuel Edralin Marcos, ang ika-10 Pangulo ng Republika ng Pilipinas. Siya ay naging pangulo ng Pilipinas mula Disyembre 1965 hanggang Pebrero 1986. (ipinanganak 1917)*

**Pangyayari**
**Setyembre 2, 1945**, *nilagdaan ang kondisyon ng pagsuko sa barkong USS Missouri sa Tokyo Bay, Japan. Ito ang pormal na pagtatapos ng Ikalawang Digmaang Pandaigdig. Mula Maynila, umurong ang mga puwersang Hapones sa pamumuno ni Gen. Tomoyuki Yamashita sa Aparri, Cagayan . Nanatili sila roon hanggang sa kanilang pagsuko noong Setyembre 3, 1945. Dito pormal na nagwakas ang pananakop ng mga Hapon sa Pilipinas.*

**Setyembre 21, 1972,** *sa bisa ng Proclamation 1081, idineklara ni Pangulong Ferdinand Marcos ang batas militar sa Pilipinas.*

**Setyembre 11, 2001**, *winasak ng mga terorista ang World Trade Center sa lungsod ng New York at bahagi ng Pentagon sa Arlington, Virginia at pinabagsak nito ang isang eroplanong pampasahero sa Pennsylvania. Sa kabuuan, halos 3000 ang namatay.*

*Tinamaan ang Pilipinas ng isang matinding bagyo noong nakaraang* **Setyembre 2009** *na sumalanta sa halos kalahating milyong katao sa Luzon pa lamang.*







# LIPUNAN, PARA KANINO NGA BA?

*Nang likhain ng Diyos ang unang tao sa mundo, nakita Niya na hindi magiging maligaya at makabuluhan ang buhay nito kung walang makakasama. Dahil dito nilikha Niya ang unang babae upang maging katuwang nito sa pagsasagawa ng misyong ninais ng Diyos para sa tao. Subalit hindi sapat na sila lamang dalawa. Pinagbilinan silang humayo at magpakarami. Sa paglipas ng panahon, dumami ang tao at dito na nagsimula ang pagkakaroon ng lipunan.*

*Ayon kay Aristotle, ang tao ay isang nilikhang panlipunan (social being). Totoo ito. Ang kalikasan natin ay nagpapakita na hindi sapat na matugunan lamang ang mga material na pangangailangan, mayroon ding mga di-materyal na pangangailangan na nararapat makamtan upang makamit ng tao ang kanyang kaganapan. Sabi nga ni Abraham Maslow, isang kilalang sikolohista na nagpakilala ng teorya ng mga pangangailangan ng tao (Hierarchy of human needs), mayroon tayong mga pangangailangang sekundarya tulad ng pangangailangang mapabilang, mahalin, igalang at kilalanin. Ipinapakita nito ang dimensyong panlipunan ng tao. Paano natin matutugunan ang mga pangangailangan ito? Sa pamamagitan ng lipunan.*

*Layunin ng Diyos na magkaroon ng lipunan upang ito ang maging daan sa pagtataguyod ng kabutihang panlahat. Dahil iba't-iba ang talino at lakas na kaloob ng Diyos sa tao, nangangailangan tayong makipag-ugnayan sa ating kapwa sa lipunan. May mga pangangailangan tayong maaari nilang matugunan at may mga pangangailangan din naman silang maaaring tayo ang makatutugon. Ayon kay Fr. De Torre, maaaring mauri ang lipunan sa dalawa, natural at artipisyal. Natural ang isang lipunan kung ito'y kusang naitatag dahil sa likas na pangangailangan ng tao, tulad ng pamilya at lipunan sibil (civil society). Artipisyal ang isang lipunan kung ang intension sa pagtatatag nito ay para sa kapakanan ng isang tiyak na pangkat. Ilang halimbawa nito ay ang paaralan, samahang pangnegosyo, non-governmental organizations at iba pa. May binaggit pang mga kahalagahan ng lipunan si Fr. Michael Moga. Ayon sa kanya, sa lipunan nakakamit ng tao ang kahulugan ng kanyang mga pangarap, pakikipag-ugnayan, pagpapahalaga, tungkulin at hamon (challenges).*

*Tingnan natin ang halimbawang ito, ang isang mag-aaral na nangangarap na makatapos sa pag-aaral. Bakit nais niyang makatapos? Para sa kanyang sarili lamang ba? Hindi ba't nais niyang makatulong sa kanyang pamilya? Anong pagpapahalaga ang dapat niyang linangin upang maisakatuparan ang pangarap na ito? Pagsisikap, pagsasakripisyo, pagmamahal sa pamilya. Ano ngayon ang kanyang gagawin upang makamit ito. Pagbubutihin niya ang kanyang pag-aaral at titiisin ang anumang mga pagsubok upang makamit niya ang kanyang pangarap. Saan nag-ugat ang kahulugan ng mga ito? Sa mga taong mahalaga sa kanya, mga taong bahagi ng lipunang kanyang ginagalawan.* (Project EASE, bse.portal.ph)

# ANG ISLAMIKONG LIPUNAN



*Bawat lipunan ay dapat na may itinakdang alituntunin at prinsipiyo na magbibigay pangangalaga kalakip ng mga karapatan at kapanatagang inihahandog sa mga mamamayang nasa ilalim ng kapamahalaan nito. At sa gayon, bawat mamamayan ay makadarama ng diwa ng pagkakaisa, pagmamahal, katahimikan at kapayapaan. Ang ganitong kapaligiran at kalakaran ay tunay na isang sangkap ng magandang buhay at isinasaalang-alang bilang isang pangunahing pangangailangan ng bawat mamamayan upang kanilang matagumpay na gampanan ang bawat tungkulin at pananagutan sa maayos na pamamaraan at mamuhay sa gitna ng katiwasayan, kasarinlan at kaligayahan.*

*Sa kasalukuyan, mayroong tatlong kinikilalang paraan o kalagayang panlipunan sa buong mundo. Ang una ay lumalagpas sa hangganan ng karapatan ng mamamayan sa Lipunan. Ito ay nagbibigay ng ganap na kalayaan sa tao sa anumang kanyang naisin. Walang alinlangan, ito ay siyang daan upang maging magulo ang panlipunang kalagayan. Ang pagbibigay ng walang hanggang limitasyon at kalayaan sa tao ay nagbubunga ng masama sa kabuuan ng lipunan. Ang mga krimen ay lumalaganap at ang pagiging makamundo o materyoso ng tao ay sadyang nakakagulat. Ang ganitong kalagayan ay matatagpuan sa isang Kapitalistang Lipunan.*

*Ang ikalawa naman ay ganap na taliwas sa unang nabanggit. Higit na pinagtutuunan ng pansin at higit na pinahahalagahan ang karapatan ng pamahalaan kaysa sa karapatan ng mamamayan. Ang tanging karapatan na makapagbibigay kabutihan sa pamahalaan ang siya lamang ipinagkakaloob sa mamamayan. Ang ganitong lipunan ay inaalisan ang lahat ng karapatan ng mamamayan na hindi umuugnay sa kabutihan ng pamahalaan. Ang ganitong kalakaran ay matatagpuan sa Lipunang Komunismo.*

*Ang ikatlo ay hindi ganap na nakatuon ng pansin sa karapatan ng lipunan o pamahalaan at hindi rin naman nagbibigay diin sa karapatan ng bawat mamamayan. Samakatuwid, bawat kaukulang karapatan ay ipinagkakaloob bilang bahagi ng isang likas na pamumuhay ng tao. At sa bawat karapatan ay mayroong kaukulang tungkulin at kaakibat na pananagutan na dapat gampanan ng bawat mamamayan at maging ang pamahalaan. Sa gayon, ang bawat mamamayan ng lipunan ay nagtatamasa ng sariling karapatan at ang pamahalaan o lipunan ay mayroon ding sariling karapatan. Sa madaling salita, ang pangkalahatang kabutihan ng mamamayan (general welfare) ay binibigyan ng higit na pansin kaysa sa kabutihan ng isang tao lamang sa mga pagkakataon ng pangangailangan. Ito ay matatagpuan sa Islamikong Lipunan.*

*Kami ay taos pusong naniniwala na ang pagpapatupad ng panlipunang alituntunin at prinsipiyo ng ikatlong uri ng lipunan (ang Islamikong Lipunan) ay ganap na makapagbibigay ng kapanatagan at katiwasayan sa buong sangkatauhan. Ang makabuluhang pagpapatupad at tapat na pagpapairal ng mga Prinsipiyo ng Islam ay makakatulong sa lipunan upang makamit nito ang pinakamataas na antas ng kapayapaan sa kapaligiran, sa kaisipan at maging sa kalooban ng tao. Ang mga panlipunang karapatan at prinsipiyo ay hindi mga bunga ng mga naunang karanasan, ideolohikal na panlipunan, pansamantalang pangangailangan o di kaya ay mga pampolitikang adhikain at layunin.*

*Ang mahalagang dahilan ng aming matibay na paniniwala sa mga panlipunang karapatan at prinsipiyo ay batay sa katotohanan na ang mga ito ay nagmula at itinakda ng Tagapaglikha ng tao na Siyang Tanging Ganap na nakaaalam kung ano ang nakabubuti sa Kanyang mga nilikha sa lahat ng panahon. Ang Makapangyarihan Allah ay ganap na nakababatid kung ano ang makasasama o makabubuti sa tao, kung ano ang ikaliligaya, kung ano ang ikalulungkot, kung ano ang ikatatagumpay nito at kung ano ang maaaring maging sanhi ng kapighatian o kapahamakan nito. Nalalaman ng Allah () na Siyang Tagapaglikha kung ano ang nararapat at pangangailangan ng buong sangkatauhan. Mayroon pa kayang batas na higit pang mabuti kaysa sa Batas ng Tagapaglikha?*

*(Source: Ang mga Karapatan ng Tao sa Islam, ni Dr. Abdul Rahman Al Sheha)*



# FERDINAND EDRALIN MARCOS: PAGGUNITA



*Si Ferdinand E. Marcos ang itinuturing na isa sa pinakamatalinong naging pangulo ng bansa, hindi lamang sa temang akademiko kundi pati sa kanyang ginawa upang mapanatili niya ang sarili sa posisyon sa loob ng mahigit dalawampung taon. Siya ang Ikaanim na Pangulo ng Ikatlong Republika ng Pilipinas. Sa kanyang kabataan pa lamang ay kinakitaan na siya ng katalinuhan. Palagi siyang mayroong karangalang nakukuha magmula sa elementarya hanggang sa magtapos siya ng mataas na paaralan. Limang taong gulang lamang siya nang pumasok sa elementarya sa Sarrat Central School. Sa pamantasan ng Pilipinas Siya nagtapos ng Mataas ng Paaralan noong 1933. Sa pamantasan ding iyon siya kumuha ng Abogasya at nagtapos bilang Cum Laude noongMarso, 1939. Nakamit niya ang President Manuel Quezon Medal Award dahil sakanyang Graduation Thesis. Siya ay iskolar sa buong panahon ng kanyang pag- aaral sa Pamantasan ng Pilipinas at naging kilala siya sa campus dahil sa kanyang kahusayan sa debate at pagtatalumpati. Maging sa larangan ng palakasan tulad ng swimming, boxing, at wrestling ay kinilala siya. Isa rin siyang sharpshooter sa paghawak ng baril. Siya ang nakakuha ng pinakamataas na karangalan sa Military Science and Tactics sa buong Pamantasan. Nagsulat din siya sa Philippines Collegian, ang opisyal na pahayagan ng Pamantasan ng Pilipinas.*

*Agosto 21, 1971 ay sinuspinde ni Marcos ang Writ of Habeas Corpus upang mapanatili ang kaayusan at kapayapaan sa bansa. Binomba kasi ang rallyista ang Liberal Party sa Plaza Miranda. Noong Setyembre 21, 1972 ay ibinaba ang Martial Law. Marami na raw krisis ang nararanasan ng bansa tulad ng pagbomba sa Plaza Miranda, pagsabotahe at pagwasak sa mga pribado at pambansang ari-arian. Walang puknat na rally ng mga manggagawa at mga estudyante at ang pinakahuli ay ang pagtambang sa Kalihim ng Tanggulang Pambansa na si Juan Ponce Enrile.*

*Nobyembre 19, 1972 ay natapos ang bagong Saligang Batas. Pinagtibay ito sa isang referendum noong Enero 19, 1973. Totoong nabawasan ang kriminalidad dahil sa takot ng mga mamamayan sa Batas Militar. Maraming ipinahuli ati pinabilanggo si Marcos, lalo na ang mga lumalaban sa gobyerno. Ngunit hindi na payapa ang damdamin ng bayan. Anuman ang ipalabas ng pamahalaan tungkol sa kalagayan ng mga mamamayan sa malalaking anomalya sa gobyerno. Hindi rin nakaligtas sa mata ng mga tao ang maluhong pamumuhay ni Ginang Imaelda Marcos at ng mga anak nito. Marami ang nagsasabi na sa nararamdamang kahirapan ng bayan ay hindi na dapat na mumuhay ang Unang Ginang na tila ba ito ay nasa isang mayamang bansa. Sa panahong ito ng Batas Militar ay sumikat ang programang Bagong Lipunan. Ito ang sagot ni Marcos sa nagaganap na pagrirebelde ng mga tao. Maraming naisagawa nang mga panahong ito tulad ng pag-akit sa mga dayuhang mamumuhunan, pagsigla ng turismo sa bansa, pagtatayo ng mga impratruktura tulad ng Cultural Center of the Philippines, Folk Arts Theater, San Juanico Bridge, Philcite at iba pa. Nagkaroon na rin ng LRT na hanggang sa ngayon ay pinakikinabangan ng sambayanan at ipinagpatuloy pa ang pagpapagawa sa ibang lugar ng Kamaynilaan. Gayunman ay hindi nawala ang takot sa mga mamamayan. Maraming mga opisyal ng pamahalaan at mga military ang kinatakutan ng mga tao adahil umabuso sa kapangyarihan. Lalong naging mahigpit ang militar sa karapatang pantao. Ipinasara ang mga palimbagan ng diyaryo at magasin pati na ang mga istasyon ng radio at telebisyon. Wala nang maririnig sa radyo at telebisyon ay pawing mga papuri sa gobyerno. Nagkaroon ng pakunwaring wakas ang Batas Militar noong Enero 17, 1981 sa pamamagitan ng Proklamasyon 2045 na nilagdaan ni Marcos. Sa kabila ng pagtatapos ng Martial Law ay hindi nahinto ang paglaganap ng kapangyarihan ng komunista sa bansa.Nabahala ang mga Amerikano kaya kinumbinse nila si Marcos na magdaos ng Presidential Snap Election upang Makita kung sinusuportahan pa rin ng tao ang kanyang pamahalaan. Idinaos ang halalan noong Pebrero 7, 1986 at nakalaban niya si Cory, ang asawa ng dating Senador Ninoy Aquino na mahigpit niyang tagatuligsa. Ayon sa Comelec ay nanalo si Marcos ngunit sa bilang ng Namfrel ay si Cory naman ang nanalo. Nagprotesta si Cory at tumawag ng civil disobedience. Nagsagawa naman ng kudeta sina Fidel Ramos at Juan Ponce Enrile. Nanawagan naman sa tao si Jaime Cardinal Sin kaya dumagsa ang mga tao sa EDSA na nagnanais na mapalayas si Marcos sa puwesto. At naganap ang makasaysayang People's Power na nagpatalsik kay Marcos. Si Marcos, ang kanyang pamilya at ilang miyembro ng gabinete ay dinala ng mga Amerikano sa Estados Unidos upang maiwasan ang madugong pangyayari na maaaring maganap sa pagitan ng mga tagasunod nito at ni Cory Aquino. Namatay si Marcos noong Setyembre 28, 1989 sa Makiki, Hawaii. Iniuwi sa bansa ang kanyang bangkay at inilagsak sa isang glass case crypt sa kanyang sinilangang bayan. Namatay siya sa gulang na 72.*

KUWAIT



Ni Joshua Yusuf Barbas

# Baqalah: Sari-sari Store sa Kuwait!



*Ang tawag sa tindahang pang-masa ng mga Arabong Kuwaiti dito sa Gitnang Silangan. Baqalah, ang munting tindahan o variety store o kilalang sari-sari store sa atin naman sa Pilipinas, kung saan dito kadalasang makakabili ng iba't ibang tingi o pira-pirasong paninda. Pang matanda man o bata. Pagkain o inumin at iba pa, ang madalas na makikita at makukuhang mga paninda sa munting grosering ito. Kung sa ibang malalaking tindahan na kilala sa tawag na Jameeyah o malaking Grocery dito sa iba't ibang partikular na siyudad at lugar o area ng Kuwait ay makikita ang mga maramihang pagkain, gamit at iba pang mga pangbahay o pangbuwanang mga pangangailang sa pang-kusina at anupaman. Ngunit kung ikaw ay nasa kalayuan sa mga ito na malalaking palengke o hypermart, grocery, market o iba pang malalaking tindahan. Ang tanging takbuhan ng mga kaunti lamang ang bibilhin ay dito na mamimili.*

*Ito ang kwentong nakuha at naipon natin sa buwang ito. Ang ating napiling istorya pang-Pinoy sa Kuwait na nai-involved na sa Baqalah. Kwento ng mga Kabayang suki din naman sa nasabing tindahan. Mga ilang pirmihan nang umaasa sa lingguhan o buwanang supply ng mga pangangailangang pangkusina, pangligo, panglaba, pagkain, inumin, chit-chirya (pagkaing panandaliang pamatid gutom o junk food), at iba pa. Kaya kung iisipin maihahanay na ngang mahalaga at kasa-kasama na nating hang-out sa ating pamimili sa pang-araw-araw na pangangailangan. Lalu na sa panahon ngayon laging takbuhan na ng kahit sino ang Baqalah sa usaping pasa-load (o pass-a-load) lalu na kung ikaw ay may hawak ng prepaid na linya ng mobile o cell phone. Ilan sa napaka-importanteng pangangailangan ng sinuman sa panahon ngayon, ang pangunahing nagbibigay ng tingi o kaunting halaga at dami kumpara sa ibang tindahan ay maaasahan ang ating bidang tindahang ito.*

*Tunghayan ang ilang kwentong ito ng mga kababayang Pinoy tungkol sa kanilang masasabi sa ating napiling usapin sa ating serye.*

*Kwento ni Mariel na taga-Bikol suki ng Baqala sa tagal na 5 taon sa Shaab isa sa kanyang katuwang sa mga buwanang mga pangangailangan pang-grocery. Mantika, bigas, asukal, asin iba't ibang pangsahog at pampalasa sa pagkain ay dito na niya inuutang, pati siyempre ang load ng cell phone na weekly niya gawaing inuutang at nakalista at tuwing katapusan ng buwan ang bayaran. Nasanay na ang ating suking ito dahil konti lang naman ang kanyang pangangailan at may kalayuan ang mga jameeyah at malalaking tindahan kaya 'nga dito na siya umaasa at dahil suki siya delivery free ito hanggang sa kanyang pintuan sa kanyang flat. Praktikal kaya n'ya ito tinatangkilik at tiwala siya sa mga binibili at tiwala din ang tindahan sa kanya dahil 'di siya sumasablay sa pagbabayad nito. Payo ni Kabayan, sanayin natin na may magandang imahe sa mga taga-Baqalah para 'di masira ang ating pagka-Pilipino sa maliit lamang na halaga ng mga inuutang. Dahil talaga naman may ilan paring mga Kabayan at pati ilang lahi ang tinatakbuhan ang mga kautangan sa mga nasabing tindahan. Ika 'nga magaling maki-usap kung umuutang pero pag-singilan o bayaran na, mahirap mahagilap o makita.*

*Kwento naman ni Bro. Mustapha na taga-Mangaf walang choice pag umabot na sa pagkagipit sa monthly budget, ito na lamang ang takbuhan sa mga pangangailangan sa pagkain at ilang pangangailngan sa bahay at siyempre lalu na ang Gas na gamit sa stove o gas range maasahan talaga sila sa delivery nito. Siyempre ikaw na lang ang bahala sa mga tip na iaabot sa nag-deliver. Payo lang n'ya maging maagap sa mga budget lalu na sa usaping mga pangangailangan sa pagkain maging ang personal na mga gamit ng pamilya kung solo mas lalong matipid, alam natin na ang presyo o halaga ng bilihin sa Baqalah ay may konting kamahalan kaysa sa jameeyah o grocery. Kaya para sa kanya second option lang ang umasa sa Baqalah, laging dapat ituon ang pagtitipid sa buwanang gastusin at bayarin.*

*Si Jenny naman ay suki ng mga pagkain Pinoy lalu na sa usaping tinapay at ilang Filipino delicacies o mga kakaning Pinoy kaya naman walang maasahan nito kundi ang Baqalah lamang dahil 'di ito palagiang mayroon sa mga malalaking grocery, 'di tulad kung ikaw ay taga Kuwait City marami kang makikitaan ng mga nasabing pagkain. 'Di mawawala sa aking mesa tuwing umaga ang pandesal na may palamang gawang 'Pinas din, kaya naman parang 'Pinas din ang nasanay kung mga pagkain although 'di ito praktikal kasi alam natin na inaangkat ng bansang ito ang mga produktong 'Pinoy sa ating bayan, kaya naman may konting kamahalan, pero ang kanyang katwiran dyan ay siyempre tangkilikin ang sariling atin, 'di mahirap sa kalagayan ni sister sa usaping nasa accommodation nakatira ng mga nurse dito sa Sabah o area ng mga hospitals meron mang maliit na jameeyah branch dito, 'di ito sapat sa kanyang nakasanayan nang mga pangsahog sa pagkain at ilang personal na gamit pangkatawan kaya naman ang laging tinatawagan ay Baqalah, Bai, I need like this… or Baisap, I need pasa load (pass-a-load). Biro pa n'ya.*

*Kwento naman ni Miguelito na taga-Pampanga 3 years nang suki sa Baqalah noon, malaking tipid pala ang maging maagap sa buwanang budget kung ito ay bibilhin ng biglaan sa loob ng isang buwan sa malaking grocery, kaysa sa laging pa-isa-isa lamang ang bibilhin na kailangang pang-araw araw. Ito ang nakita niyang adjustment sa monthly budget n'ya mula nang 'di na siya umasa pa ng malaking porsyento sa pamimili n'ya noon sa Baqalah kaysa sa isang biglaang pamimili sa Jameeyah tuwing sasahod. Sa tulad ni kapatid na nandito ang buong pamilya para sa kanya ay focus dapat sa budget tulad ni Mustapha 2nd option lang ang Baqalah sa usaping mga biglaang pangangailan sa bahay. Nasa Kuwait tayo para magtrabaho at makapag-ipon, sa ganitong disiplina makakatipid ang sinuman na dagdag na paraan para may maitabi 'di man natin ito na mo-monitor pero para sa payong 'kabayan dapat isaalang-alang na ang pagtitipid ay kailangang priority ng bawat isa. Para sa kanya tulad ng karamihan, ang kadalasan talagang way para mas matipid ay ang budgeted na ang mga supply ng groceries sa isang biglaang pamimili tuwing pagsahod sa malalaking Grocery o Jameeyah.*

*Nawa'y nagustuhan po ninyo ang ating napiling munting kwento at nawa'y napulutan ng ilang simpleng payo na inihatid sa atin ng ating mga suking mga ka-kwentuhan sa buwan-buwan nating pag-iikot, kung kayo po ay may kwentong kakaiba at kwentong Kuwait at gustong makasali sa ating series ng Maki-alam, email lamang po ninyo ang inyong kwento sa j8shua_2020@yahoo.com at atin po agad itong isasali sa ating mga piling piling mga salaysayin ng mga Kabayan sa Kuwait sa mga susunod na buwan. Hanggang sa muli, maraming salamat, Masalam!*



*TRIVIA:*
*Sa bansang Kuwait kilala ang The Avenues, ang pinakamalaking mall at shopping center ng bansa na matatagpuan sa 5th Ring Road sa Al Rai Industrial Area. Ito ay sinimulang binuksan sa pampubliko noon April, 2007. May lawak na 900,000 square meters ang laki na aabutin sa taong 2011 dahil hanggang ngayon ay 'di pa rin buong natatapos ang buong mall extensions. Pinapatakbo na Mabanee Company na pinamumunuan ni Mohammad Al-Shaya.*
*Sa Pilipinas naman ay sikat ang SM Mall of Asia, na pangalawang malaking mall sa ating bansa, may lawak na 605, 000 sqaure meters ang laki, matapos ang SM City North Edsa (621, 000 sq. m.) na matatagpuan sa Bay City, Pasay City. Noong May, 2006 opisyal itong naging bukas sa publiko. Pinapatakbo ng SM Prime Holdings na pagmamay-ari ni Henry Sy.*
*Source: www.wikipedia.org*

# PAG-ARALAN ANG ARABIK

Ni Usta. Halima Mantawil, Asst. Executive Director, Women Section, KPCCenter

Lesson 16

| Ang kahulugan sa Tagalog | Pagsasaling titik | Magkakasama na titik ng salitang Arabik | Magkakahiwalay na mga titik ng salitang Arabik |
|---|---|---|---|
| Mga Buwan na bawal makipaglaban | Ash hurol hurom | أشهر الحرم | أ ش ه ر ا ل ح ر م |
| | Dhul - Qaadah | ذو القعدة | ذو ا ل ق ع دة |
| | Dhul - Hijjah | ذو الحجّة | ذو ا ل ح ج ة |
| | Muharam | محرم | م ح ر م |
| | Rajab | رجب | ر ج ب |

Mga Katinig
Harakat
Fathah = "a"
halimbawa بَ = Ba
Kasrah= "I"
halimbawa بِ = Bi
Dammah "u"
halimbawa بُ = Bu

Ang Alpabetong Arabik

| | | | | | | | | | |
|---|---|---|---|---|---|---|---|---|---|
| Raa ر | Dhaal ذ | Daal د | Khaa خ | Haa ح | Jeem ج | Thaa ث | Taa ت | Baa ب | Alif أ |
| Faa ف | Ghaieen غ | Aieen ع | Zaa ظ | Taa ط | Daad ض | Saad ص | Sheen ش | Seen س | Zaa ز |
| | Yaa ى | Yaa ي | Haa ه | Waaw و | Noon ن | Meem م | Laam ل | Kaaf ك | Qaaf ق |

Para sa mga Filipinong nais mag-aral ng Arabik na LIBRE, tumawag lamang sa ating KPCCenter, 24712574 extention 111 sa mga babae, at extention 102 sa mga lalaki.






*Mga sagot ni Skh. Abdulhadie Gumander na itinala ni Bro. Abdullah Tabing*

# Tanong At Sagot
# ZAKAT UL-FITR

*Tanong:*
*Salam Alaikom Brother, buwan ng Ramadan ng ako yumakap sa Islam at Alhamdulillah at nakayanan ko ang pag-aayuno sa buwan ng Ramadan na kahit ako ay bago palang sa pagpasok sa Islam. Ang aking katanungan ay ibig ko sanang malaman kung ano tunay na kahulugan ng Zakat-ul Fit›r?*

*Sagot:*
*Bismillah, Walhamdulillah Wassalatu Wassalamo Ala Rasulillahi Waala Alihi Wasahbihi Waba'd. Kapatid na Muslim, Alhamdulillah at ang pagyakap mo sa Islam ay sadyang napakarami mong biyayang makakamtan Inshallah sapagkat sa ang Ramadan ay buwan ng pagpapala. Tungkol naman sa iyong katanungan ukol sa Sadaqatul Fit'r (Zakatul Fit'r) kung ano ang kahulugan nito, ayon sa isang Hadith ni Abdullah Ibno Abbas (kalugdan siya ng Allah), ang Sadaqat-ul Fit'r (Zakat-ul Fit'r) ay (1)paglilinis para sa nag-aayuno (sa kanyang pagkakamali) at (2)pagkain sa dukha . Ang may sinaunang mga pantas sa Islam ay nagsabi din na ito ay katulad din ito ng dalawang pagtitirapa (bilang kabayaran sa pagkakamali sa pagdarasal). At may mga nagsabi din sa mga pantas na ito ang magdadala sa ating pag-aayuno sa Allah, na ang ibig sabihin hindi Niya (Allah) tatanggapin ang ating pag-aayuno kung hindi tayo magbigay nito (Zakatul Fi'tr). Bilang karadagan ang Zakatul Fitr ay tungkulin ng bawat Muslim, bata man o matanda at ito ay tungkulin din ng mga taong may katungkulan tumustos sa kanilang mga asawa, anak at mga malalapit na kamag-anak. Mas mabuti na pati yaong mga sanggol na nasa sinapupunan pa ay tungkulin din ng ama ang magbigay ng Zakatul Fit'r sa kanila. Si Abdullah bin Umar(Raa) ay nag-ulat sinabi niya, Itinakda ng Sugo ng Allah (Saw) ang Zakatul Fit'r na isang Sa'a ng Trigo o kaya isang Sa'a ng Barley tungkulin ng taong alipin at taong Malaya, lalaki at babae, maliit at malaki sa mga Muslim. Isinalaysay ni Al Bukhari, "At ang may karapatan nito ay ang mararalitang mga Muslim. " Ipinag-utos ng Sugo(Saw) na ipamimigay ang Zakat-ul Fit'r bago isagawa ang Salat-ul Eid, at ang pinaka-mainam na oras ng pamimigay nito ay sa araw ng Eid bago magsasalah.*



Para sa nais magtanong, mag-email sa: joselitotabing@gmail.com

